Pinapatnubayan ng Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong

# ANG Bayan

Inilalathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas




Ang Partido Komunista ng Pilipinas ay dumaan na sa labinlimang taon ng pagsubok, mula nang muli itong itinatag noong Disyembre 26, 1968.

Sa pagharap sa tungkuling pamunuan ang demokratikong rebolusyong bayan hanggang sa tagumpay, may nakamit na tayong mahahalagang pagsulong. Batay sa mga ito, at sa papalalim pa nating pag-unawa sa lipunan at rebolusyong Pilipino, may kumpyansa tayong humaharap sa mapagpasyang mga labanang darating.

Binabati ng **Ang Bayan** ang mga mambabasa nito sa pagpasok ng ating Partido sa ika-16 na taon ng mahirap ngunit mabungang pakikibaka. Sa pahina 3, binabalikan ang mga tampok na pangyayari sa ating pag-unlad mula 1968. Kasunod nito, may artikulong gumugunita sa makasaysayang panahon ng muling pagtatatag ng Partido.

DISYEMBRE 1983

## NILALAMAN

SA ZAMBOANGA

# 49 na riple, naagaw sa ambus

Apatnapu't siyam na malalakas na riple--pinakamalaking bilang na nakumpiska sa isang operasyon ng Bagong Hukbong Bayan sapul nang itatag ito--ang naani sa ambus ng isang yunit ng BHB sa Godod, Salug, Zamboanga del Norte, noong Setyembre 29.

Sumusunod ang mga ditalye, ayon sa ulat ng Mangahas, rebolusyonaryong pahayagang masa sa Kanlurang Mindanaw:

Siksikang nakasakay noon sa isang trak ang 54 na tauhan ng 30th IB (PA) at CHDF mula sa sentro ng Godod. Walang resulta ang dalawang-linggong operasyon nila laban sa BHB sa kabundukan ng baryo. Pabalik na sila sa kanilang himpilan sa Salug, nang ambusin sila sa haywey ng mga Pulang mandirigmang katatapos lamang sa isang pagsasanay na militar.

Naagaw ng mga mandirigmang bayan ang 38 armalayt, anim na M203, isang masinggang M60, isang M79 grenade launcher, isang BAR at dalawang ripleng Garand. Nakumpiska rin sa kaaway ang dalawang radyong pangkomunikasyon, maraming bala at mga pak.

Napatay sa ambus ang 46 na pasista--45 sundalo ng PA at isang tauhan ng CHDF--kabilang ang pinuno ng isang kumpanya, si Tin. Pedro Garceñego. Tatlo ang sumuko, kabilang si Tin. Jose Arciaga, na grabeng nasugatan.

Kadalasan, anang Mangahas, naglalakad lang ang mga tropang ito kapag nagpapalipat-lipat ng lugar. Ngunit sa pagkakataong iyon, dahil sa pagod ng kanyang mga tauhan, ipinasya ng upisyal na manguha ng trak at isiksik dito ang kanyang mga tauhan.

Ang naunang mga taktikal na operasyon ng BHB na mahigit 40 ang nakuhang armas ay ang magkasabay na reyd sa munisipyo at kampo ng pagtotroso sa Mabini, Davao del Norte, noong Enero (48 malalakas na riple), reyd sa armori ng Philippine Military Academy noong 1971 (43) at sabay-sabay na reyd-pagdidisarma sa mga yunit ng CHDF sa limang baryo ng Mabalacat, Pampanga, noong 1976 (43 rin). ●

## Ibang TO sa Mindanaw

Nakakumpiska ng 33 pang riple (bukod sa 49 sa Salug, Zamboanga del Norte) ang BHB sa isang reyd sa munisipyo, mga ambus at ilan pang taktikal na operasyon sa dalawang probinsya sa Mindanaw mula Setyembre hanggang Oktubre, ayon sa di kumpletong mga ulat.

Nireyd ng isang yunit ng BHB ang munisipyo ng Lianga, Surigao del Sur, noong Setyembre 3. Kinumpiska ng mga Pulang mandirigma ang 18 malalakas na riple--siyam na M16, limang Garand, at apat na karbin. Nakakuha rin sila ng maraming bala at nakapatay ng tatlong pulis na lumaban.

Apat na Garand at isang karbin naman ang naidagdag sa armas ng BHB nang ambusin at mapatay ng isang yunit nito ang walong tauhan ng CHDF-"4KK" (pasistang sekta) sa Dumingag, Zamboanga del Sur, noong Oktubre 14. Bago nito, noong Setyembre 23, inambus ng mga Pulang gerilya ang isang dyip at napatay ang anim na myembro ng airborne unit ng 1st Infantry Brigade, 4th Infantry Division, doon din sa Zamboanga del Sur. Nakumpiska ang limang "baby armalite," isang "baby M203," at isang ripleng M14. Kabilang sa napatay ang isang Kap. Lanao at isang Tin. Padilla.

Tatlong riple naman ang naagaw ng BHB sa mga operasyong isparo sa mga bayan ng Mahayag (Setyembre 24), Tukuran (Oktubre 10) at Bayug (Oktubre 17) sa Zamboanga del Sur. ●



Nasa pahina 16 at 17 ang ibang balita.

ANG Bayan Taon 15 Bilang 10 Disyembre 1983

# 15 taon na ang Partido



Ngayong Disyembre 26, 1983, binubuo ng Partido Komunista ng Pilipinas ang labinlimang taóng pamumuno sa sambayanang Pilipino sa makasaysayang misyong ibagsak ang reaksyonaryong naghahating estado at ipagtagumpay ang pambansa-demokratikong rebolusyon.

Mahaba-haba na rin ang pasalungang landas na tinatahak ng Partido mula nang ito'y muling itinatag noong 1968. Mapait na pagpapakasakit at mahapding kabiguan ay hindi nagkulang. Pero ang wastong linya ng Partido sa ideolohiya't sa pulitika, at ang walang pag-iimbot na paglilingkod nito sa masa ng sambayanan, ay nagkamit ng tiwala at pagtataguyod ng milyun-milyong maralita't api.

Ngayon, sa lahat ng mga lumalaban sa pasistang diktadurang US-Marcos, ang Partido at ang pwersang pinamumunuan nito ang may pinakamatatag at pinakamasiglang armadong lakas, at may pinakamalawak at pinakamatibay na organisasyon.

Sa lahat ng pampulitikang organisasyon sa Pilipinas, ang Partido at ang pwersang pinamumunuan nito ang may pinakamalawak at malalim na ugnay sa mga manggagawa, magsasaka, at petiburgesya ng lunsod, at siya ring may pinakamalawak na ugnayan at pakikipagtulungan sa mga partido, organisasyon at mamamayang progresibo't rebolusyonaryo sa ibayong-dagat.

Sa larangan ng armadong pakikibaka, sa kilusang hayag at sa kilusang lihim, sa kanayunan at sa kalunsuran, may mapagpasyang papel na ginagampanan ang Partido at pambansa-demokratikong pwersang nasa pamumuno nito.

## Pagpupundasyon

ANG UNANG MGA TAON ng Partido (1968 hanggang 1976) ay panahon ng paglalatag at pagpapatibay sa pundasyon ng matagalang armadong rebolusyon laban sa imperyalismong US, pyudalismo at burukratang kapitalismo.

Ang reaksyonaryong sistemang kumakatawan sa tatlong salot na ito sa lipunang Pilipino ay inuuga na noon ng sumisidhing mga kontradiksyon, at nagtutunggalian ang sarisaring tunguning pang-ideolohiya at programang pampulitika sa gitna ng malawak na paggigiit ng mamamayan sa masaklaw na pagbabago.

Mula 1968, umalingawngaw na ang panawagan ng Partido para sa gayong pagbabago sa pamamagitan ng armadong rebolusyon. Ilang buwan lamang pagkaraan ang muling pagtatatag, itinayo ng Partido ang Bagong Hukbong Bayan, na kaagad naglunsad ng armadong pakikibaka sa ilalim ng bandila ng pambansang demokrasya. Mula sa unang sonang gerilya sa Gitnang Luson, itinanim ang mga punla ng digmang bayan sa Hilaga't Timog Luson, at hanggang Bisa-



yas at Mindanaw.

Mabilis ding binuo, pinalawak at pinatatag ang mga rebolusyonaryong organisasyong masa, na nanguna sa malalaking kampanya ng propaganda't mobilisasyon noong 1970-72. Umaapaw sa kasiglahan ang kilusang masa ng mga manggagawa't istudyante, gayundin ng mga intelektwal, maralita ng lunsod at iba pang progresibong sektor. Ipinalaganap nila sa malawak na masa ang mga layunin, programa't pamamaraan ng pambansa-demokratikong rebolusyon, at habang inilalantad ang mga suliranin ng mamamayan ay tinutuunan ng atake ang reaksyonaryong estado at binabaka ang rebisyonismo't repormismo.

Ang mga kasapi ng Partido--na mula sa bilang na wala pang isandaan noong 1968 ay lumampas na sa dalawang libo noong 1972--ay dumaan noong panahong ito sa matinding pagpapanday sa ideolohiya, pulitika't organisasyon, at ang lubhang nakararami ay nahubog bilang mga kadre.

Kayat nang ipataw ang pasistang paghaharing militar noong 1972, ang Partido at pwersang nasa pamumuno nito ay hindi lang nakapagsagawa ng organisadong pagatras sa harap ng mabangis na panunupil ng kaaway. Tinuntungan ng rebolusyonaryong pwersa ang mga nakamit noong naunang panahon--pagtatakda ng malinaw at wastong linya sa ideolohiya, pulitika, organisasyon at militar, mahigpit na pamumuno sa kilusang masa, pag-ugat sa batayang masa, paglulunsad ng armadong pakikibaka, pagbubuo ng Partido--para kaharapin ang bagong kundisyon ng pasismo at isulong ang mga rebolusyonaryong gawain sa loob mismo ng kundisyong ito.

Ang pinakamariring atake ng pasistang diktadura ay itinuon sa Partido, hukbong bayan at mga organisasyong masa, gayundin sa pwersa ng Prente para sa Pambansang Pagpapalayang Moro (MNLF) sa Mindanaw. Gayunman, sa kanayunan ay mabilis na lumawak ang mga teritoryong kinikilusan ng BHB, palibhasa'y sabik magrebolusyon ang naghihirap na masa. Noong 1976, nakakalat na ang pwersang gerilya ng hukbong bayan sa mga istratehikong lugar sa labas ng Maynila-Rizal. Sa siyam na rehiyon sa buong kapuluan, may mga panrehiyong organisasyon ng Partido na nakaugat sa teritoryo. Pangunahin sa pamamagitan ng puspusang gawaing masa ng hukbong bayan, napalapad at napalalim ang rebolusyonaryong alyansa ng mga uring manggagawa't magsasaka.

Sa kalunsuran, ginamay ng naiwang pwersa ang mga bagong kundisyon, at lumikha ng mga bagong pamamaraan ng lihim na pagkilos samantalang sinisikap na panatilihing buhay ang mapanlabang diwa ng mamamayan. Sinimulang asikasuhin ang gawain sa pambansang nagkakaisang prente noong 1973, sa kalagayang gulung-gulo ang mga tradisyunal na pwersang pampulitika na ginulapay ng pagmomonopolisa ng pangkating Marcos sa kapangyarihang pang-estado.

Kung noong naunang mga taon ay panimula pa lamang ang balangkas ng organisasyon, at pangkalahatan pa rin ang rebolusyonaryong linya sa iba't ibang usapin, ang praktika ng Partido noong mga taong 1973 hanggang 1976 ay nagbigay ng mas depinido at kongkretong laman kapwa sa teorya ng rebolusyon sa Pilipinas at sa mga istruktura't pamamaraan nito. Ang mga batayang dokumento sa muling pagtatatag, at ang Lipunan at Rebolusyong Pilipino ni Kasamang Amado Guerrero, ay sinundan noong 1974 ng Mga Partikular na Katangian ng Ating Digmang Bayan. Noong katapusan ng 1975, idinaos ang ikatlong plenum ng Komite Sentral at kasunod nito'y nilinaw ang "Mahigpit Nating mga Tungkulin," na lumabas noong 1976. Noong taon ding iyon ihinarap ng Partido ang mungkahing pagpapalaman sa Sampung-Puntong Programa ng Pambansa-Demokratikong Prente (NDF). Nagsimula



na ring gumawa ng mga komprehensibong pagsisiyasat at paglalagom.

Sa mahigpit na pagpupursigi sa tamang linya, sa matatag na pamumuno ng Komite Sentral, at sa di masisiil na pagpupunyagi ng mga myembro ng Partido, unti-unti nating naipihit ang gipit na kalagayan. Noong 1976, pagkaraan ng walong taong pagsisikap na walang tugot, nakamit na natin ang mas mahigpit na pagkakaisa't mas malalim na pagkaunawa sa rebolusyonaryong linya't taktika, nakapwesto na ang ating Partido na may pambansa't masang katangian, malakas-lakas na ang hukbong bayan, at may depinido nang hugis ang nagkakaisang prente.

## Pagbawi at paglakas

SA SUMUNOD na panahon, 1977 hanggang 1980, patuloy na tumindi ang panunupil ng pasistang diktadura sa mamamayan at sa rebolusyonaryong kilusan. Nagkonsentra ang kaaway sa mga sona't larangang gerilya ng hukbong bayan, lalo at humupa ang armadong paglaban ng mga Moro pagkaraang lagdaan ang mapanlinlang na Kasunduang Tripoli. Naging mas kumplikado ang takbo ng pambansang pulitika bunga ng paggamit ng diktadura sa panlilinlang--ang patakarang "normalisasyon"--para ilayo ang mamamayan sa landas ng rebolusyon at akiting makipagkasundo sa pasistang rehimen ang mga pulitikong anti-Marcos.

Subalit ang Partido ay nakapag-ipon na ng mahahalagang aral mula sa mayamang karanasan ng naunang mga taon. Kahit tumatamo ng mabibigat na pinsala ang Partido tuwing mahuhulog sa kamay ng kaaway ang mga susing kadre (kabilang sina Kasamang Amado Guerrero at Dante noong 1976-77), ang mga kadre't kasaping napanday na sa apoy ng pakikibaka ay nagpatunay ng kakayahang ituluy-tuloy at isulong ang nasimulang gawain. Hakbang-hakbang na nabuo ang malalakas na organisasyon ng Partido, na nagdaan pa rin sa paulit-ulit na pagsasalà at pagpapatibay.

Naglunsad ng mga hayag na pakikibakang masa, na nagkawing ng mga partikular at sektoral na isyu sa mas masasaklaw na usapin at pakikibaka. Nagsanay ang mga organisasyon ng Partido sa iba't ibang taktika ng pagdadala sa mga pakikibakang ito sa kanayunan at kalunsuran.

Sa mga larangang gerilya, nagbunga ang gawaing pagpapalawak ng 200 porsyentong pagdami ng bayang kinikilusan--na naging 376 na noong 1980, mula 135 noong 1976. Kasabay ng ekspansyon, nagbigay na rin ng mas masusing pansin sa pagpapatatag ng mga larangang gerilya. Nanguna ang ilan sa mga ito sa sistematikong pagpapatupad sa rebolusyong agraryo, pagbibigay ng pampulitikang edukasyon sa masa, pagtatayo ng mga organisasyong masa, at pag-uugat ng Partido sa baryo.

Kapwa resulta at kundisyon ng mga pag-unlad na ito sa pulitika't organisasyon sa mga larangang gerilya ang maningning na tagumpay sa labanan. Paisa-isa, pagkatapos ay nagsasagutan, ang mga taktikal na opensiba ng BHB ay dumami, dumalas at lumaganap. Noong 1980, lumaki na nang mahigit apat na beses kaysa noong 1976 ang bilang ng malalakas na armas na hawak ng mga Pulang mandirigma. Napaunlad ang mga tamang taktika sa kasalukuyang yugto ng digma. Sa pagtatapos ng panahong ito, malinaw na ang pagbungad ng ating digmang bayan sa mas maunlad na subyugto ng istratehikong depensiba.

Ang rebolusyonaryong kilusang masa sa kalunsuran ay humango ng kapansin-pansing lakas at sigla mula sa mga tagumpay na ito ng armadong pakikibaka at pagkilos sa kanayunan, gayundin sa ispontanyong pag-iinisyatiba ng masang manggagawa at istudyante na ipaglaban ang kanilang mga karapatan sa pulitika't



kabuhayan. Napukaw maghayag ng mga hinaing ang mga panggitnang pwersa, lalo na noong panahon ng huwad na eleksyon para sa Batasang Pambansa noong 1978, bagamat hindi pa noon matalas na natatarget ng atake ang magkatuwang na paghahari ng pangkating Marcos at imperyalismong US na amo nito. Nabuksan din ang mas malapit na pakikipag-ugnayan ng rebolusyonaryong kilusan sa iba't ibang alyadong pampulitika, sa loob at labas ng Pilipinas.

## Higit pang paglakas

ANG MABILIS at lahatang-panig na pagsulong noong 1977-1980 ay nag-ibayo pa't lumaganap, at nalampasan ng mga tagumpay na nakamit nitong nakaraang tatlong taon.

Tumampok ang pagbubuo at pagpapalakas ng mga ganap na yunit gerilya sa mga distrito't larangan. Mabilis na umabante ang kakayahan nilang magplano't maglunsad ng mga reyd at ambus laban sa mga kampo't regular na tropa ng kaaway--hindi lang sa interyor kundi sa mga tabing-haywey, paligid ng malalaking syudad o kabayanan, at maging sa mismong sentro ng mga piling kabayanan. Sa loob ng nakaraang tatlong taon, mahigit 3,000 malalakas na riple ang napasakamay ng hukbong bayan, pangunahin mula sa labanan. Samantala, may maunlad na ring kakayahang maglunsad ng paparaming aksyong militar ang mga yunit milisya at yunit partisano ng BHB. Nananatiling mahalaga ang papel ng mga sandatahang yunit pampropaganda.

Sa mga teritoryo, nagsimulang bumwelo ang gawain at organisasyon ng mga pandistritong komite ng Partido, at sa gayo'y lumapad ang baseng pinagsasanayan ng maraming libong kadreng hinihintay ng dumadaming gawain ng Partido sa armadong pakikibaka, kilusang masa at pakikipagkaisang-prente. Inaasikaso ng mga pandistritong komite ang komprehensibong pagmumulat, masinsing pag-oorganisa at koordinadong pagmomobilisa sa masa sa kanilang saklaw, habang itinatayo at pinatatatag ang mga lokal na organisasyon ng Partido sa antas ng seksyon at sangay.

Sa mga kundisyong malaki ang kaibhan sa mga larangang gerilya, umagapay din sa pangkalahatang pagsulong ang kilusang masa sa mga kalunsuran. Nasa unahan ng malalaki't tuluy-tuloy na mobilisasyong masa nitong nakaraang mga buwan ang organisadong pwersang pambansa-demokratiko, at mapamaraan nilang ipinaabot ang rebolusyonaryong linya't mga panawagan sa malawak na masang kumikilos nang ispontanyo at di organisado. Pinatitibay at pinalalawak ang lambat ng mga organisasyong lihim.

Ang biglang paglawak ng prenteng antidiktadura nitong ikalawang hati ng 1983, ang ibayong pag-igting ng pakikidigmang gerilya ng BHB, at ang paglakas ng mga organisasyong masang pambansa-demokratiko, ay pawang mga salik na pumapabor sa higit na pagsulong ng nagkakaisang prente mula sa antas ng mga alyansa't koalisyon para sa partikular na mga isyu tungo sa mas masaklaw na mga organisasyong makabibigkis sa lahat ng positibong pwersa sa nagkakaisang pakikibaka laban sa diktadura. Gayunma't may mga obhetibo't suhetibong limitasyon sa maagang paghinog ng kundisyon para sa gayong pag-unlad, walang sawang nagsisikap ang Partido na pangibabawan ang nasabing mga limitasyon, upang makamit ang militante't matibay na pagkakaisa sa loob ng prenteng antidiktadura. Ang Pambansa-Demokratikong Prente na kinapapalooban ng Partido ay tumatamasa ng mainit na pagtangkilik ng rebolusyonaryo't progresibong mamamayan.

Sa ibayong-dagat, ang pakikibaka ng sambayanang Pilipino para sa pambansang kalayaan at demokrasya ay umaani ng matapat na suporta mula sa maraming kilusan, organisasyon at mamamayan. Lumalaganap ang pagkilala sa Pambansa-Demokratikong Prente bilang lehitimong kinatawan ng sambayanang Pilipino. Sa kabilang banda, aktibong lumalahok ang ating rebolusyonaryong kilusan sa pagbubunsod ng mahigpit na pagkakaisa't pagtutulungan sa loob ng pandaigdigang prenteng anti-imperyalista.

## Nakaugat sa masa, solido

IMPOSIBLENG MAKAMIT ang mga tagumpay na ito, at mapagpasyang maagaw ang kapangyarihang pampulitika, kung hindi naisasalin ang mga wastong ideya sa makapangyarihang aksyon ng milyunmilyong tao, sa pamamagitan ng pag-ugat sa masa at pagbubuo ng solidong organisasyon.

Noong umpisa, ang karamihan ng kasapi ng Partido ay nagmula sa petiburgesya ng lunsod. Masigla tayong nagpalawak sa hanay ng manggagawa't magsasaka, at nitong 1983, tinatantyang umabot na sa 30,000 ang kabuuang kasapian na ang malaking mayorya ay nagmula sa hanay ng anakpawis, nakatalaga sa kanayunan, at nakapaloob sa mga batayang yunit.

| MATATAG NA SUMUSULONG | | 1968-69 | 1972 | 1976 | 1980 | 1983 |
|---|---|---|---|---|---|---|
| Kasapian ng Partido | | 100- | 2,000+ | 2,000+ | 10,000 | 30,000* |
| Panrehiyong Organisasyon ng Partido | | 0 | 6 | 9 | 12 | 17[1] |
| Mga Larangang Gerilya | | 2 | 10 | 21 | 28 | 45 |
| SAKLAW | Bayan | 7 | 43 | 135 | 376 | 530[2] |
| | Probinsya | 2 | 9 | 31 | 43 | 53 |
| Riple ng BHB | | 35 | 600 | 1,000 | 4,000+ | 10,000+ |
| Buo- at Bahaging-Panahong Gerilya | | 50 | 1,000+ | 1,500+ | 8,000 | 20,000* |

* Tantya [1] Kabilang ang mga organisasyong subrehiyonal [2] Datos noong 1982

Mula sa panimulang balangkas ng anim na panrehiyong organisasyon ng Partido na nabuo noong 1972, umabot na sa siyam noong 1976 ang panrehiyong organisasyong nakapwesto sa buong Pilipinas. Noong 1980, may 12 panrehiyong organisasyong nakatayo. Sa kasalukuyan, may 17 panrehiyon at subrehiyonal na organisasyon, bukod sa 11 organisasyong laking-probinsya ang saklaw.

Sistematikong pinauunlad ang mga organong katulong ng mga namumunong komite, at pinalalakas ang mga intermedyang organo mula antas ng rehiyon pababa. Samantala, bumibilis ang pagririkrut ng mga bagong kasapi sa batayang antas na sangay at grupo ng Partido.

Mula noong umpisa, sa kabuua'y mahigpit na tumalima sa prinsipyo ng demokratikong sentralismo ang buong organisasyon ng Partido sa lahat ng antas, bagamat nagkaroon din ng mga suliranin sa ilang panahon at naging limitasyon ang kakulangan ng mga kadre at karanasan sa organisasyon. Ngayong may maramirami nang napaunlad na mga kadre, at mabilis na tumataas ang pangkalahatang antas ng karaniwang kasapian, higit na nagiging buhay at mabisa ang pagtupad sa demokratikong sentralismo, na ang pinakamahalagang kasangkapan ay ang sistemang komite.

Gulugod ng Partido ang mga kadre, na bumubuo ng may sangkatlo ng kasalukuyang kasapian. Sa pamamagitan ng mahusay na pagtatalaga at paggabay sa kanila, at sa matamang pagpapataas sa kanilang kamulatang pampulitika't antas sa ideolohiya, inaalagaan ng Partido ang mga kadre nito at ihinahanda sila para sa mas mabibigat na responsibilidad. Tinuturuan sila ng mga pamamaraan ng pamumuno at pinapalalim ang pagkaunawa nila sa mga itinuro ng mga gurong Komunista, at inaalalayan sila sa paglutas ng mga problema.

Isang Partidong tumatayo bilang isang kabuuan, may iisang sentro, may mga nakatataas at nakabababang namumunong organo, na ang minorya ay nakapailalim sa mayorya, at ang lahat ng kasapi ay sumusunod sa mga disisyon--ito ang talibang destakamento ng uring manggagawang Pilipino.

## Nagkakaisa, disiplinado

ANG MAHIGPIT na pagkakaisa't disiplinang pang-organisasyon ng mga Komunistang Pilipino, na siyang ikinabubukod-tangi ng ating Partido sa lahat ng pwersang pampulitika sa bansa, ay sumasalamin sa di lumuluwag na pagkakabigkis ng ideolohiyang Marxista-Leninista sa ating isip, damdamin at gawa.

Ang pagbibigay ng pambansang anyo sa Marxismo-Leninismo ay isang tungkulin na seryosong hinarap ng Partido mula pa noong umpisa. Mula sa pangkalahatang pagsapol sa mga prinsipyo ng pandaigdigang rebolusyong proletaryo at ng rebolusyon sa isang bayang malakolonyal at malapyudal, sa loob ng ilang taon ay nakahango na tayo ng mga panimulang aral na ibinunga ng kongkretong pagsusuri sa mga kongkretong kundisyon at praktika ng rebolusyon sa Pilipinas. Nitong nakaraang tatlong taon, marami-rami ring naisagawang pag-aaral sa mga usaping pampulitika, militar, pang-ekonomya't panlipunan, na produkto ng kolektibong pananaliksik, talakayan at karanasan.

Sa kabilang banda, ang laganap at

masinsinang pag-aaral bago 1972 sa mga klasikong akda nina Marx, Engels, Lenin, Stalin at Mao ay hindi pa rin napapantayan mula noon. Ang pangunahing dahilan nito ay ang kakulangan ng mga babasahin, laluna sa mga wikang Pilipino. Kayat may ilang panahon na ring umiiral ang empirisismo bilang nangingibabaw na maling tunguhin sa ideolohiya, pagkaraang malampasan ang mga naunang panahon na dogmatismo naman ang mas nangingibabaw sa mga maling tunguhin.

Ang ating Partido ay tumibay sa puspusang pakikitunggali sa modernong rebisyonismo at sa iba't ibang uri ng repormismo. Ang patuloy na paglusog at pagyabong ng Partido ay nakasalalay, sa malaking bahagi, sa pagmamatyag at pagbaka natin sa mga kontra-rebolusyonaryo't di proletaryong kaisipan sa loob at labas ng sariling hanay. Ang mga kumperensya, paglalagom at kurso ng pag-aaral ay pawang maiinam na daluyan ng kaalaman at porum para sa tunggalian ng mga ideya, at nakatakdang gumanap ng mas mabisa pang papel sa hinaharap.

Disiplinado ang hanay ng Partido dahil palagiang inaasikaso nito ang muling paghuhubog sa ideolohiya ng bawat kadre't kasapi. Sa loob ng labinlimang taong kasaysayan, maliit na porsyento lang sa atin ang nangabulok o nanlamig. Sa harap ng kamatayan, o ng tortyur ng kaaway, huwaran sa pagpapakasakit ang mga Komunista. Sa araw-araw, ang higit na nakararaming kasama ay nagpupunyagi sa simpleng pamumuhay at mahirap na pakikibaka, lumilinang sa matayog na diwang kolektibo, at taimtim na nagbubuhos ng sarili sa paglilingkod sa sambayanan. Taos-puso nilang iwinawasto ang mga pagkakamali at pinapangibabawan ang mga kakulangan at kahinaan, alang-alang sa kataas-taasang interes ng Partido, rebolusyon at mamamayan. Batid nilang ang tagumpay ng rebolusyong Pilipino ay pagtupad sa tungkulin ng proletaryong internasyonalismo, at isang maliit pero makabuluhan ding hakbang tungo sa pagkakamit ng buong sangkatauhan, balang araw, ng pandaigdigang komunismo.

Sa ating sariling pagsisikap, at sa di masukat na tangkilik ng mamamayang Pilipino, marami nang maipagmamalaki ang pambansa-demokratikong rebolusyong nasa ating pamumuno.

Subalit wala pa ring sapat na lakas ang rebolusyonaryong pwersa upang sa loob ng darating na ilang taon ay maibagsak ang pasistang diktadura at maitayo ang rebolusyonaryong gubyernong koalisyon. Nasa hinaharap natin ang mapagpasyang mga labanan. Ang nakaraang labinlimang taon ng pakikibaka't pagkatuto ay nagbibigay sa atin ng kumpyansang humarap sa mga labahang iyon--matatag, mapangahas, at may papalalim na pag-unawa sa lipunan at sa rebolusyon. ●

---

***Muling pagtatatag ng PKP***

# MATIBAY NA PUNDASYON

Labinlimang taon na ang nakararaan, noong huling linggo ng Disyembre 1968, idinaos sa isang baryo sa Pangasinan ang isang pulong na napakahalaga sa kasaysayan ng rebolusyon sa Pilipinas. Ang pulong na ito ng 12 kinatawan ng mga beterano't bagong dugo ng rebolusyonaryong kilusan ay walang iba kundi ang Konggreso ng Muling Pagtatatag ng Partido Komunista ng Pilipinas.

Pinagtibay sa konggresong ito ang tatlong batayang dokumento na nagsilbing pang-ideolohiyang pundasyon para muling itayo ang Partido at mapamunuan nito ang pambansa-demokratikong rebolusyon sa Pilipinas. Sa "Iwasto ang mga Kamalian at Muling Itayo ang Partido," itinaguyod ang teoretikal na patnubay ng muling-tatag na Partido--ang Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong--at inilahad ang tatlong pangunahing tungkulin ng Partido, nilagom ang karanasan ng lumang Partido mula nang ito'y itatag noong 1930 [AB, Nobyembre 1982] at tinukoy ang mga kamalian at kahinaan ng liderato nito. Inilatag naman ng "Programa para sa Demokratikong Rebolusyong Bayan" ang pagsusuri sa lipunang Pilipino at ang mga pangkalahatan at partikular na tungkuling bumubuo sa pampulitikang linya ng Partido. Ang prinsipyo ng demokratikong sentralismo ay pinalawig at binigyang-hugis sa Saligang Batas na siyang gabay sa pang-organisasyong pagbubuo ng Partido.

Ihinudyat ng muling pagtatatag ng Partido ang panibagong pagpupunyagi para isulong ang demokratikong rebolusyong bayan. Bunga ito ng pagsisikap ng mga rebolusyonaryong Pilipino sa gitna ng mga pangyayari noong dekadang 1960.




## Kalagayan

Nagsimulang mag-ibayo ang mga anti-imperyalistang kilusan sa mga kolonya, malakolonya at independyenteng bayan noong unang bahagi ng dekadang 1960. Ang tunguhing ito ay ipinamalas ng pag-igting ng digmang mapagpalaya sa Vietnam, ng tagumpay ng mga rebolusyonaryong pwersa sa Algeria at Cuba, ng pagsidhi ng mga kilusang mapagpalaya sa Aprika at Amerikang Latina, at ng paglaganap ng kilusang walang kinikilingan.

Sa mga bayang sosyalista, lumantad ang tunggalian sa pagitan ng proletaryong rebolusyonaryong linya at rebisyonistang linya. Sa gitna ng tunggaliang ito, inilunsad ng Partido Komunista ng China ang isang malawakang kilusan na nagpadaloy sa rebolusyonaryong kasiglahan ng masa at sa laganap na pagpapahayag ng mga prinsipyong Marxista-Leninista.

Dito sa Pilipinas, napukaw ang nasyonalismo sa hanay ng mga intelektwal--mga istudyante, guro, negosyante--at tinuligsa ang imperyalismong US sa mga publikasyon, kumperensya, simposyum, at piket sa harap ng embahada ng US. Gayundin, ipinaglaban ng mga istudyante at guro ang kalayaang akademiko at kalayaang magpahayag sa harap ng pag-uusig ng estado sa mga pinaghihinalaan nitong subersibo.

Samantala, noong umpisa ng dekadang 1960, masasabing walang umiiral na kolektibong buhay ang Partido Komunista bunga ng mga maling linyang itinaguyod ng lideratong Jesus Lava mula pa noong huling bahagi ng naunang dekada. Sanhi ng mga pagkatalong militar, bumaling ang lideratong Jesus Lava sa empirisistang pag-iisip at dulot nito, pinagtibay ang linya ng parlamentaryong pakikibaka bilang pangunahing anyo ng pakikibaka at binuwag ang lakas-platun at lakas-kumpanyang mga sandatahang yunit na pinapatnubayan ng Partido.

Pinatigil din ni Lava ang pagrerekluta ng mga bagong kasapi sa Partido at pinairal ang mapanlusaw na patakarang "iisang pila." Ayon sa patakarang ito, dadalawa ang naging ugnay ng bawat myembro--isang nagpapasa sa kanya ng atas, at isang pinapasahan niya ng atas. Bunga nito, madaling nalusaw ang mga ugnay, at si Jesus Lava mismo ay putol na sa mga kadre ng Partido noong 1964, nang kusa siyang magpadakip.

Subalit bago pa man sumuko si Lava sa gubyerno, lumitaw na ang mga bagong kadre at muling kumilos ang ilang datihang kasapi ng Partido, at sa gayon ay muling naibangon ang Partido at naitayo ang mga organisasyong masa.

Noong kalagitnaan ng dekadang 1960, ang mga organisasyong masa ay nakapaglunsad ng kilusang masa na nagdidiin sa usapin ng pambansang kalayaan at demokrasya, at tumutuligsa sa pananalakay ng US sa Vietnam at sa pagkakasangkot dito ng Pilipinas. Sa pagsigla ng kilusang masa, lumakas at dumami ang mga organisasyong masa, na nagsilbi ring daluyan para sa pag-aaral ng Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong.

## Panloob na tunggalian

Sa gitna ng pagsigla ng kilusang masa, iginiit ng mga aktibista ng Partido na maglunsad ng kilusang pagwawasto batay sa paglalagom ng karanasan ng Partido bilang rekisito sa pagtatakda ng bagong direksyon at programa nito. Subalit ang pagtalakay sa paglalagom ay hi-

nadlangan ng lideratong Lava na humalili kay Jesus Lava. Kayat hindi rin mailagay noon sa wastong perspektiba ang sitwasyon ng Partido at ang landas na tatahakin nito.

Nasasalamin na rin sa Partido ang tunggalian sa pandaigdigang kilusang komunista. Nanindigan ang mga Marxista-Leninista sa loob ng Partido sa linya ng paglulunsad ng armadong pakikibaka bilang pangunahing anyo ng pakikibaka para matamo ang pambansang kalayaan at demokrasya. Nagmatigas naman ang mga maka-Lava sa linya ng parlamentaryong pakikibaka at iginiit nila na hindi hinihingi ng kalagayan ang armadong pakikibaka para maagaw ang kapangyarihang pampulitika.

Tumagos sa mga organisasyong masa ang tunggalian ng dalawang linya at sa gayon ay naging lantad ang tagisan ng kampong nagtataguyod sa tumpak na rebolusyonaryong linya at ng kampong nagtataguyod sa rebisyonistang linya ng mga maka-Lava. Naghayag ng kanya-kanyang argumento ang magkabilang panig sa mga lathalain, pulong at publikong pagtitipon sa lunsod. Sa pagtatangkang hadlangan ang pag-abot ng mga wastong rebolusyonaryong ideya sa kasapian ng mga organisasyong masa sa ilang lugar sa kanayunan, pinagbantaan ng mga maka-Lava ang mga aktibista sa kabilang kampo na nangangahas magdala ng kanilang mga ideya sa masa sa nasabing mga lugar.

Dahil hindi na maaaring magtagpo ang dalawang linya, wala talagang patutunguhan ang tunggalian kundi ang paghihiwalay ng landas. Kayat mismong ang mga organisasyong masa ay nagkahati-hati. Ang bahaging natira sa mga maka-Lava, tulad ng kanilang pangkatin, ay napag-iwanan ng kasaysayan bunga ng rebisyonistang linyang itinataguyod nila. Ipinakita na rin ng mga sumunod na pangyayari ang ganap na pagkabangkarote ng linyang maka-Lava, na humantong sa pagpatay sa mga tunay na rebolusyonaryo at pagsuko ng mga maka-Lava sa rehimeng Marcos noong 1974.

## Muling pagtatatag

Sa tunggalian ng dalawang linya, iginiit ng mga nagtataguyod sa rebolusyonaryong linya ang pangangailangang muling ilunsad ang demokratikong rebolusyong bayan sa bago at mas mataas na antas para ibagsak ang reaksyonaryong estadong papet ng US at maitayo ang rebolusyonaryong pamahalaang bayan. Dahil tumatanggi at walang kakayahan ang pangkating maka-Lava na isabalikat ang tungkuling ito, kinailangang muling itayo ang Partido Komunista ng Pilipinas batay sa wastong pang-ideolohiyang linya.

Pangunahin sa muling pagtatayo ng Partido ang paglalatag ng pang-ideolohiyang pundasyon. Hindi lang ito usapin ng pagkilala sa Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong bilang patnubay, kundi gayundin ng paghango ng mga aral mula sa karanasan ng Partido. Kayat naging bahagi ng paghahanda para sa muling pagtatayo ang pagpapatuloy ng puspusang kilusang pagwawasto kasabay ng pag-aaral sa teorya at pagbabalangkas sa programa.

Noong huling bahagi ng 1968, aktibo nang naghahanda rito ang halos 20 dating kasapi ng lumang Partido at 75 myembro ng mga Marxista-Leninistang sirkulo.

Bagamat kakaunti ang bumuo sa Partido nang ito'y muling itatag, matibay ang pundasyon nito. Ang pagtatakda sa wastong linya sa ideolohiya, pulitika, militar at organisasyon ay nagtiyak sa paglaki at paglakas ng Partido at sa pagkakaroon nito ngayon ng malinaw at matatag na kakayahan para tuluy-tuloy na isulong ang demokratikong rebolusyong bayan hanggang tagumpay. ●



# Rebolusyonaryong lider-manggagawa

Taas-noong paninindigan at militanteng paglaban para sa manggagawa't sambayanang Pilipino--nang ihatid ng masa sa libingan si Felixberto Olalia kamakailan, ang kanilang pagpupugay ay kinatangian ng mismong mga naging kalidad ng kanyang buhay.

Si Ka Bert, ang tagapangulo ng Kilusang Mayo Uno, ay namatay noong Disyembre sa idad na 80, may 16 na buwan pagkaraang siya'y arestuhin at ikulong ng rehimen sa gawa-gawang bintang. Resulta ng malawak at magiit na pagtutol maski sa labas ng Pilipinas, napilitan ang rehimen na ilagay na lang sa house arrest ang lider-manggagawa, na tinamaan ng malubhang sakit habang nakakulong.



Ka Bert Olalia

Ang buhay ni Ka Bert ay mistulang kasaysayan ng progresibong kilusang manggagawa sa Pilipinas sa loob ng nakaraang 60 taon.

Noong dekadang 1920, isa siyang unyonista na sumabak sa mga pakikibakang pangkabuhayan at pampulitika nang panahong iyon. Pagsiklab ng digmaang imperyalista, kabilang siya sa libu-libong manggagawang naglingkod sa armadong pakikibaka laban sa mananalakay na Hapones. Pagkaraan ng digmaan, isa siya sa mga nagtatag ng Konggreso ng mga Organisasyong Manggagawa (CLO) na nasa unahan ng malalaking pakikipaglabang demokratiko't anti-imperyalista; nang supilin ito ng reaksyonaryong estado, isa siya sa maraming ikinulong. Paglabas ng bilangguan noong 1954, patuloy na kumilos si Ka Bert sa gitna ng matinding panggigipit ng estado sa progresibong kilusang unyon. Inorganisa niya ang National Federation of Labor Unions (NAFLU). Itinaguyod niya ang simulain ng tunay na unyonismo laban sa mga dilawang bumibiktima't namamayani na noon sa masang obrero. Sapagkat batid niyang ang katubusan ng uring manggagawa ay hindi matatagpuan sa pamamagitan ng pang-ekonomyang pakikibaka lamang, naging aktibo rin siya sa pagbubuo at pamumuno sa mga organisasyong pampulitika at nagsikap siyang makamit ang pinakamalawak na pagkakaisa ng iba't ibang demokratikong sektor para sa rebolusyonaryong pagbabago sa lipunan.

Nang ipataw ang pasistang paghahari noong 1972, ikinulong na naman ng mga reaksyonaryo si Ka Bert. Nang siya'y lumaya, para siyang baguntaong nasa kasibulan na lumusong uli sa pangunahing agos ng militanteng kilusang paggawa. Kabalikat ng mga kapwa niya beterano sa pakikibaka, at ng maraming bagong litaw na nakababatang unyonista, isinulong niya ang tunay, palaban at makabayang unyonismo. Humantong ang mga pagsisikap nila sa pagtatayo ng KMU noong 1980, at dito'y nahalal na tagapangulo si Ka Bert. Sa loob ng maikling panahon, ang paninindigan at mga panawagan ng KMU ay umakit ng tangkilik ng daanlibong manggagawa. Sa parami nang paraming welga noong 1980-81, tinamaan ng matitinding dagok ang mga malaking mapagsamantala. At minsan pa uling nanupil ang pasistang papet na rehimen; hinuli si Ka Bert at iba pang lider-manggagawa at unyonista. Hanggang sa kasalukuyan, patuloy na naniniil ang diktadura sa hanay ng manggagawa.

Subalit ang bagong henerasyon ng mga mangunguna sa kanilang walang pagsukong pakikibaka ay nariyan na, naturuan at binigyang inspirasyon ng mga rebolusyonaryong lider na tulad ni Ka Bert. Mahirap isiping humihimlay na ang matandang lider; bagamat iyon ay kanyang libing, ang diwa niya'y naroon sa harapan, tuwid ang tindig, nakataas ang kamao. ●

---

# AFP: nagmamartsa sa mando ng US

*Habang mabilis na sumusulong ang hukbong rebelde sa kapatagan ng Gitnang Luson, papalapit sa Metro Manila, nagbaba ang mga bapor pandigma ng US ng libu-libong sundalong Amerikano at ng lohistika sa baybayin ng probinsyang Aurora....*

*Tuluy-tuloy na umabante ang pwersang Amerikano sa direksyon ng Laur, Nueva Ecija, para makipagtagpo sa mga yunit ng 1st Infantry Division ng Philippine Army....*

***Binobomba at minamasinggan ng mga eroplanong jet at helikopter ng US ang malalaking pormasyon ng mga gerilya at mga bayang kontrolado nito. Sa lupa, humugos naman ang mga piling yunit ng AFP sa mga baseng militar ng US para tulungan ang mga sundalong Amerikano sa pagdedepensa ng mga ito....***

Ilan lang ito sa mga eksenang binigyang-buhay sa pinakamalaking pinagsanib na pagsasanay ng hukbong Amerikano at Pilipino noong nakaraang Abril-Mayo. Pinangalanang "Balikatan/Tangent Flash '83," plinano at pinamunuan ito ng mga upisyal ng US Pacific Command (nakabase sa Hawaii) at inalalayan ng pinakamataas na upisyal ng AFP.

Tumampok sa treyning ang agresibong tindig ng US sa pagdedepensa ng sariling interes sa Pilipinas. Handa ang US na salakaying muli ang sambayanang Pilipino kapag di na makayanang protektahan ng AFP ang mga interes na iyon. Sa treyning, di na tinangka ng US na gawing disimulado ang papel nito sa pagpapatakbo ng AFP bilang bahagi ng lambat sa depensa't agresyon ng imperyalismo sa Asya-Pasipiko.

## Nilikha, binubog ng US

Matapos wasakin ang Unang Republika ng Pilipinas, ipinatuloy pa rin ng US ang taktikang "manghati't maghari." Binuo ang Philippine Constabulary noong 1901 na mga Amerikano ang namumuno at Pilipino ang mga tauhan. Sa pagsisilbi sa interes ng mga imperyalista at ng lokal na panginoong maylupa't burgesyang kumprador, buong bangis na sinupil ng PC ang pakikibaka ng taumbayan para sa kasarinlan at makabuluhang pagbabago.

Hanggang noong sumiklab ang digmaan sa Pasipiko, ang lokal na armadong pwersa (binubuo na ng PC, Philippine Scouts at panimulang mga yunit ng Philippine Navy at Philippine Air Force) ay ginamit ng US sa pagmamantini ng "kapayapaan at kaayusan" sa kolonya at nagsilbing reserbang hukbo sa pakikipagkomprontasyon sa militaristang Japan.

Matapos ang digmaan, lumabas na pinakamalakas na imperyalistang poder ang US. Buong katayugan nitong pinangunahan ang "depensa ng malayang daigdig" laban daw sa pagsulong ng komunismo. Ang talagang nais ng US ay sagkaan ang lumalaking impluwensya ng sosyalistang Soviet Union, at nagsimula ang tinawag na "<u>cold war</u>." Nais ng US na sugpuin ang makatarungang pakikibaka ng mga mamamayan sa mga kolonya at malakolonya at madomina ang daigdig. Sa gayon, inilatag nito sa maraming bayan ang lambat ng mga instalasyong militar na tagapangalaga ng imperyalistang dominasyon.

Nang bigyan ng US ng huwad na kalayaan ang Pilipinas noong 1946, ang relasyong militar ng dalawang bayan ay itinakda ng agresibong posturang militar ng US, laluna sa Asya, at hindi ng pangangailangang protektahan ang Pilipinas mula sa Soviet Union tulad ng ikinukunwari ng US hanggang ngayon.

## Kasunduang militar

Batay sa posturang ito, ipinilit ng US sa mga Pilipino ang isang serye ng mga kasunduang militar na yumuyurak sa ating soberanya, nagsangkot sa atin sa gerang mapanalakay ng US, at nakapinsala sa ating relasyon sa maraming bayan. Sa ganito ring paraan, muling naigiit ng US ang kontrol sa papet na pasistang hukbo, ang AFP.

Sa kasunduan sa mga base ng US sa Pilipinas (unang pinirmahan noong 1947 at binago noong 1979), napanatili ng US ang walang restriksyong paggamit sa dalawang istratehikong base at 11 instalasyong militar sa Pilipinas. Malaki ang naging papel ng Clark Air Base at Subic Naval Base sa agresyon ng US sa Korea (1950-53), pagblokeyo sa China (1958), panghihimasok sa Indonesia (1958), pagsalakay sa Vietnam, Cambodia at Laos (1961-75), at nitong huli, sa panggugulo sa Iran.




Tandaan ninyo -- walang dayuhang nagmamando sa inyo! Is that clear?

Napangunahan naman ng US ang reorganisasyon, pag-aarmas, pagsasanay at indoktrinasyon ng AFP sa bisa ng kasunduan sa tulong militar (unang pinirmahan noong 1947 at walang taning na pinalugitan noong 1953). Nagawa ito sa pamamagitan ng pagbubuo ng permanenteng lupon ng tagapayong militar, ang Joint United States Military Advisory Group o JUSMAG sa Pilipinas.

Ang JUSMAG ay responsable lamang sa mga otoridad ng US, partikular sa pinunong kumander ng US Pacific Command at sa embahador ng US sa Maynila. Sila ang nagpapayo sa AFP sa pagpapaunlad ng mga programa sa kontra-insureksyon at panloob na siguridad. Sila rin ang nag-aapruba sa tipo at dami ng mga kagamitang pandigma na pwedeng makuha ng AFP, at tumitiyak na ang lohistikang nabanggit ay mabisang ginagamit ayon sa idinikta nilang layunin.

Sa tratado sa pagdedepensahan ng US at Pilipinas noong 1951, ipinailalim nang walang taning na panahon sa kontrol ng US ang depensa ng Pilipinas laban sa panlabas na agresyon. Sa kabilang banda, syempre'y di kinikilala sa kasunduan na ang patuloy na pananakop ng US sa Pilipinas ay agresyon na nga mula sa labas.

Para supilin ang anumang paggigiit ng mamamayan para sa pambansang paglaya at demokrasya, pinaiiral pa rin ng imperyalismong US ang multilateral na kasunduang militar na pinirmahan ng Pilipinas, ang Kasunduan sa Maynila na lumikha sa Southeast Asia Treaty Organization (SEATO) noong 1954. Sa kasunduang ito, kailangan lamang ng US na sabihing may kaugnayan sa pandaigdigang kilusang komunista ang mga lokal na pakikibaka ng masa, at lantaran nang makapanghihimasok ang US sa mga panloob na usapin ng Pilipinas.

Sa ngalan ng antikomunismo, patuloy na nakapanghimasok ang US sa Pilipinas at nakaladkad nito ang AFP sa mga gerang mapanalakay sa Korea at Vietnam. Ang AFP ay muling naging instrumento ng US laban sa bayan, habang nagsisilbing reserbang hukbo sa Asya-Pasipiko.

## Kontra-rebolusyon

Noon at magpahanggang ngayon, ang US ang nasa likod ng kampanyang "kontra-insureksyon" ng AFP laban sa bayan.

Sa mga kritikal na panahong 1948-1953, ang mga tagapayong militar ng US ang utak sa mga kampanyang militar ng mga panagupang batalyon ng AFP na dumurog sa lumang hukbong bayan at sumupil sa armadong pakikibaka ng mga Moro sa Sulu. Mula 1950 hanggang ipataw ang batas militar noong 1972, tahimik na inilatag ng AFP, sa direksyon ng US, ang makinarya nito ng pasistang kontrol at panunupil sa buong kapuluan. Para dito, sinanay ng US ang di bababa sa 13,800 upisyal ng AFP at ng pulisya sa pagsupil sa masa ng mamamayan, kapwa sa kalunsuran at sa kanayunan. Tinapatan din ito ng angkop na mga armas at kagamitan.




Sa harap ng malawak na diskuntento't pagsulong ng rebolusyonaryong pakikibaka ng mamamayan, ibayong pinalakas ng US ang papet na hukbo at tinustusan ang pagpapasidhi ng kontra-rebolusyonaryong kampanya nito. Aktibo ring nagpartisipa ang pwersang militar ng US na nakaistasyon dito.

Sa loob ng sampung taon (1973-82), ang lakas-tauhan ng AFP na dating 60,000 ay ginawang 240,000, kabilang na ang mga pulis at CHDF. Sa panahon ding ito, di bababa sa $1,100 milyon ang ayudang militar na ibinigay ng US na ang kalakha'y nasa anyo ng mga kagamitan para sa kontra-insureksyon tulad ng mga helikopter at <u>armored personnel carriers</u>.

Pinag-ibayo rin ng US ang sariling mga operasyong kontra-insureksyon. Halimbawa, noong 1972-74, walong operasyon sa civic action ang isinagawa ng ilang yunit ng US "Green Beret" sa Gitna at Hilagang Luson at sa ilang pulo sa Kabisayaan. Nambomba rin ang mga piloto't eroplanong pandigma ng US sa mga pwersa ng Hukbong Bangsa Moro sa timog Mindanaw noong 1974-75. Nitong 1981, sumulpot ang US Marines sa Bataan para suportahan ang Philippine Marines sa pananalasa sa mamamayan ng anim na bayan doon.

**Pakinabang**

Sa pag-aalaga sa papet at mersenaryong hukbo, napreserba ng US at mga papet nito ang lumang kaayusang dominado ng imperyalismong US.

Nakapagbigay ito sa US ng malaki, mahalaga't matagalang mga bentahe. Sa larangan ng militar, halimbawa, nananatiling pinakamalakas ang US sa Asya-Pasipiko sa kabila ng mga pagkatalo nito sa Vietnam, Cambodia, Laos at Iran. Buo at patuloy pang pinalalakas nito ang lambat ng agresyon at depensa mula sa south Korea at Japan sa hilaga, hanggang sa Thailand at Pilipinas sa timog. Kaya nga nasa malakas na pusisyon ang US para makapaglunsad ng mga gerang mapanalakay o makipagkomprontasyon sa karibal na superpawer, ang Soviet Union, saanman sa Asya-Pasipiko.

Ang mga bentaheng ito, kasama na ang lumalaking pang-ekonomyang taya sa Pilipinas, ang nagpapaliwanag sa pagkukumahog ngayon ng US na palakasin at hawakan nang mas mahigpit ang reaksyonaryong estado sa Pilipinas, na nakalubog sa pampulitika't pang-ekonomyang krisis. Sa puntong ito, binibigyan ng mas malaking pansin ng US ang papet na hukbo. Sa huling pagsusuri, nakasalalay sa AFP ang patuloy na kontrol ng US sa bayan.

Kaya nga malamang na makialam ang US sa gerang sibil sa Pilipinas, tulad ng ipinanakot nitong gawin noong "Balikatan/Tangent Flash '83," kapag mapagpasyang napahina ng armado't di armadong paglaban ng mamamayan ang epektibong lakas ng AFP. Totoong magpapahaba't ibayong magpapatindi sa pakikibaka ng sambayanan ang anumang puspusang agresyon mula sa US. Pero ang sambayanang Pilipino pa rin ang magpapasya sa kahihinatnan ng rumaragasa ngayong gerang sibil, na sa gayong kalagaya'y magiging isang pambansang digma.

Determinado ang bayan na pahinain hanggang sa madurog ang papet at mersenaryong AFP--ang pinakamalaking sagka para matamo ng Pilipinas ang pambansang kalayaan at demokrasya. •

Sumusunod ang isang artikulong dapat sanang nailabas sa isyu ng Nobyembre 1983 kasabay ng artikulong "Imperyalismong US: Nagwawala na naman":

# Opinyon ng eksperto?

Si William Sullivan ay naging embahador sa rehimeng Marcos matapos matalo ang agresyong US sa Indotsina. Doon, binansagan si Sullivan na "Berdugo ng Laos" gawa ng papel niya sa pangangasiwa sa kontrarebolusyon sa bayang iyon. Pagkatapos ng destino niya sa Pilipinas, naging embahador siya ng US sa papet na rehimeng Pahlavi sa Iran, na ibinagsak ng mga pwersa ng mamamayan noong 1979.

Kamakailan, iginiit ng beteranong tagapag-alagang ito ng mga tuta ng imperyalismo na "sa Pilipinas, di dapat ulitin ng US ang nangyari sa Iran," nang napalampas ang pagkakataong maagap na maglagay ng bagong rehimeng papet.

Alinsunod sa pagdadahilan ng gubyernong US sa armadong panghihimasok nito sa Gitnang Amerika [tingnan ang kasabay na artikulo], ipinahayag ni Sullivan: "Ayon sa ating pambansang interes at sa ating obligasyon sa mamamayang Pilipino, kailangan natin silang protektahan mula sa gerang sibil, at dapat gumawa ng paraan ang Administrasyon, di bale na kahit may sabit, upang tulungan ang mapayapa at demokratikong transisyon sa pulitika ng Pilipinas. Tayo lamang ang makakapamuno sa gayong transisyon, pero magiging alyado natin ang lubos na nakararaming Pilipino kung mabilis, mainam at mapagpasya tayong kikilos."

Gayunman, dagdag niya, "di natin dapat basta pabayaan si Marcos...at di rin natin siya dapat hayaang magmatigas" dahil kapag nagkagayon ay magkakaroon ng marahas na rebolusyon.

Pinayuhan ni Sullivan ang administrasyong Reagan na magpadala ng sugo sa Maynila para "bumalangkas ng plano para sa transisyong pampulitika" na tatanggapin kapwa ni Marcos at ng mga burgis na kalaban niya.

Di nagtagal, nitong ikalawang linggo ng Nobyembre, dumating ang isang mataas na upisyal ng kagawarang panlabas ng US. Nag-ulat sa kanya si Marcos tungkol sa lokal na sitwasyon, at ipinaliwanag naman niya kay Marcos kung ano ang gustong ipagawa sa kanya ng US. •

# Pagkakaisang tumatawid ng dagat




Habang sumisigla't tumitindi ang pakikibaka ng mamamayan ng daigdig laban sa agresyon, panghihimasok at pakikialam ng imperyalismong US, ang rebolusyonaryong pakikibaka ng sambayanang Pilipino ay nagkakaroon ng mas masaklaw na kabuluhan at mahigpit na itinataguyod sa ibayong-dagat.

Kabilang ang rebolusyong Pilipino sa mga kilusan para sa pambansang paglaya na mabilis umuunlad sa mga malakolonya ng US sa Asya, Aprika't Amerikang Latina. Samantalang ang marami ay nasa iba't ibang yugto ng pagbabagsak sa mga rehimeng papet na imperyalismong US at pag-agaw ng kapangyarihang pampulitika, ang ilan ay nagtagumpay na't nagtatanggol sa pagtatangkang makabalik sa poder ng mga imperyalista't lokal na reaksyonaryo (sa Zimbabwe, Mozambique at Nicaragua, halimbawa).

Sa mga bayang kapitalista, ang malubhang krisis sa ekonomya't ang panganib ng digmaang nukleyar ay nagbibigay ng tulak sa mga kilusan ng uring manggagawa at ibang mamamayan. Sa malawakang mga welga, demonstrasyon, piket at ibang aksyong masa, tinutuligsa nila ang mga gubyernong kaalyado ng United States, ang pangunahing imperyalistang poder. Hinahadlangan nila ang pagdaragdag sa Kanlurang Europa ng mga sandatang nukleyar ng US. Ang mamamayan sa Japan ay kumikilos din para labanan ang pakanang buhayin muli ang militarismong magsisilbi sa interes ng US sa Asya.

Sa kabilang banda, ang pandaigdigang pakikibakang antiimperyalista ay umaasa nang malaki sa mga bayang sosyalista na siyang tuwirang target ng panggugulo't pagsalakay ng imperyalismong US.

Nakapag-aambag sa pandaigdigang kilusang ito ang rebolusyong Pilipino, kapwa sa pamamagitan ng armadong pakikibakang pangunahing magbabagsak sa imperyalistang dominasyon dito, at ng hayag na pagkilos ng malawak na mamamayan na may tuwiran at di tuwirang mga ugnay sa mapagkaibigang mga organisasyon at kilusan sa ibayong-dagat.

Kapalit ng gayong ambag, humihigpit naman ang suportang tinatamasa ng pakikibakang Pilipino mula sa labas. Sa mga publikasyon, simposyum at kumperensya, tinatalakay ang kalagayan ng Pilipinas at ang paglaban ng mga manggagawa, magsasaka, pambansang minorya, kababaihan, at iba pang inaapi't pinagsasamantalahan sa lipunang Pilipino. Pinepresyur ng mga indibidwal at organisasyon ang mga pandaigdigang organisasyon na kumilos para ipagtanggol ang nilalabag na mga karapatan ng mamamayang Pilipino. Bukod dito, paparaming organisasyon, bloke't partidong pampulitika ang nakikipag-ugnayan at kumikilala sa Pambansa-Demokratikong Prente (NDF) bilang lehitimong kinatawan ng sambayanang Pilipino.

## Mga patakaran

Mula pa nang unang ilunsad ang pambansa-demokratikong rebolusyon sa pamumuno ng muling-tatag na Partido, mahigpit nang hinawakan ng mga rebolusyonaryong Pilipino ang prinsipyo ng pag-asa sa sariling pagsisikap. Ang paglaya mula sa tatlong salot ng lipunan ay makakamit lamang kung magpupursigi ang sambayanan sa matagalang pakikibakang batbat ng kahirapan.

Ngunit may malaking maitutulong sa ating sariling pagsisikap ang suportang pampulitika't materyal mula sa mapagkaibigan, progresibo't rebolusyonaryong mga organisasyon at pwersa sa labas ng Pilipinas. Ipinapakita ng karanasan ng ibang mga rebolusyon na ang malakas na pagkatig ng mamamayan ng daigdig ay napakahalagang sangkap sa pagtatagumpay ng mga sambayanang nais lumaya.

Dapat din na ang sambayanang Pilipino ay mulat na tumupad sa responsibilidad na itaguyod ang pakikibaka ng ibang sambayanan at bansa laban sa imperyalismo, kolonyalismo at lahat ng reaksyon. Ang tulong na maibibigay natin ay sa abot ng makakaya, at tiyak na lalakas pa ang kakayahang ito.

Habang umuunlad ang ating digmang bayan at nagdudulot ng lalong matitinding bigwas sa kaaway, lalong umaamba ang banta ng tuwirang panghihimasok na militar ng US para ipagkait sa sambayanang Pilipino ang bunga ng tagumpay. Kayat habang maaga'y kailangang mobilisahin ang mamamayan ng daigdig para hadlangan ang gayong posibilidad, at ganap na ihiwalay ang imperyalismong US at ang papet nitong pasistang diktadura

sa internasyonal na komunidad. Kailangan ding nyutralisahin ang ibang kapangyarihang imperyalista unang-una na ang Japan, gayundin ang Soviet Union na patuloy na kumikilala't tumutulong sa lokal na pangkating rebisyonista na matagal nang sumuko sa rehimeng papet ng US.

Ang mahigpit na pagkakaisa ng pandaigdigang kilusang rebolusyonaryo, at ang pagbubuo ng malawak na nagkakaisang prenteng internasyonal laban sa imperyalismo, ay siguradong magpapabilis sa daloy ng suportang pampulitika't materyal na karapatang tanggapin ng lahat ng mamamayang nakikibaka para lumaya sa pagsasamantala't pang-aapi.

## Mga tungkulin

Marami nang tulong ang natatanggap ng rebolusyonaryong mamamayang Pilipino mula sa mga kaibigan at kapwa rebolusyonaryo sa ibayong-dagat, na buong pasasalamat na tinatanggap at sinisikap gantihan ng gayon ding tulong kundi man ngayon ay sa hinaharap.

May dalawang antas ng suporta ang nakukuha na, at kailangang paunlarin pa: ang komprehensibong suportang ibinibigay para sa buong pakikibakang pambansa-demokratiko, at ang suporta sa partikular na mga isyu. Ibinibigay ang suportang ito sa iba't ibang anyo, mula sa hayag na mga aksyong masa at propaganda, hanggang sa hayag na pagkilala sa NDF.

Nahaharap tayo ngayon sa tungkuling magpalitaw ng mas malawak pa't mas malakas na suportang pampulitika't materyal mula sa ibayong-dagat, laluna ang tuwirang suporta.

Tungo rito'y dapat nating paunlarin ang ugnayan at kooperasyon sa mga mamamayan, bayan, kilusan, organisasyon at partidong pampulitika sa ibayong-dagat batay sa pakikipagkaisa natin at nila sa mga kabuuan o partikular na mga prinsipyo't layunin.

Dapat pukawin, organisahin at pakilusin ang mga Pilipinong naninirahan sa labas ng Pilipinas. Ang kanilang mga organisasyon at pagkilos ay tuwirang maitutuon sa partisipasyon at suporta para sa rebolusyon sa inang-bayan.

Tungkulin din nating magsagawa ng malawak at sistematikong propagandang tumutuligsa sa diktadurang US-Marcos, naglalantad sa pagsasamantala't pang-aapi sa mamamayang Pilipino, nagpapatampok sa rebolusyonaryong pakikibaka nila, at nananawagang suportahan ang pambansa-demokratikong rebolusyon at mga partikular na pakikibaka.

Sa panig ng mga rebolusyonaryong Pilipino, itinataguyod natin ang ibang mga rebolusyonaryong kilusan at organisasyon laluna ang mga anti-imperyalista, gayundin ang mga gubyerno ng inaaping mga mamamayan at nasyon.

Para matupad ang mga tungkuling ito, kailangang buuin at palakasin ang organisasyon ng Partido at ng NDF sa iba't ibang lugar sa daigdig, na may katangiang umaasa sa sarili at ligtas sa salakay ng kaaway.

Ang pakikibaka ng maliit na bayang Pilipino laban sa pinakamakapangyarihang bayan sa kasaysayan ng mundo ay tumatamasa ng mainit na pagtataguyod mula sa iba pang mamamayan, lalo't tuluy-tuloy natin itong naisusulong nang umaasa pangunahin sa pagkakaisa't lakas ng mamamayang Pilipino. Ang pagtataguyod na iyon ay magiging matinding agos ng mapagkapatid na suporta, habang puspusan nating inaatupag ang mga gawain sa pakikipagkaisa sa ibayong-dagat. ●

# Patuloy ang mga aksyong protesta

Tuluy-tuloy ang mga raling protesta, martsa, at iba pang aksyong masa nitong nakaraang mga linggo sa Metro Manila at iba pang lugar.

Nanawagan ang taumbayan na wakasan ang diktadurang US-Marcos at binalewala nila ang pagtatangka ng rehimen na ibaling ang kanilang pansin sa usapin ng paghalal sa bise-presidente.

Tampok sa mga aksyong masa ang sumusunod:

Nobyembre 25--Idinaos ng mga maralita ng Metro Manila ang rali ng "Kalderong Walang Laman, Sikmurang Kumakalam" sa Liwasang Bonifacio. Kabilang din sa 20,000 dumalo ang mga manggagawa, istudyante at propesyunal.

Samantala, nagrali rin ang mga negosyante, kasama ng 15,000 empleyado sa upisina, propesyunal at iba pa, sa Makati na sentro ng pinansya at komersyo. Tinuligsa ng mga negosyante ang tiwaling pamamahala ni Marcos sa ekonomya at nanawagan sila na magbitiw siya sa pwesto.

Nobyembre 27--Mahigit 300,000 mamamayan ang dumalo sa rali sa harap ng Quirino Grandstand sa Rizal Park. Tinatayang mas malaki ito kaysa sa rali noong Setyembre 21 sa Liwasang Bonifacio. (May 250,000 dumalo noon, hindi 300,000 tulad ng unang naiulat sa AB.) Noong hapon, 60,000 ang lumahok sa rali ng mga manggagawa sa Liwasang Bonifacio. May mga iba pang aksyong protesta na idinaos sa ibang lugar sa Metro Manila at sa kalunsuran ng mga probinsya, tulad ng Cagayan de Oro, Iligan, Bacolod, Cebu City at iba pa.

Disyembre 1-5--Limang araw na pagaayuno ang idinaos sa Plaza Roma, Intramuros, para igiit ang paglaya ng mahigit 900 bilanggo't detenidong pulitikal sa bansa. Sa pagwawakas ng protesta, binaklas ng mga nag-ayuno ang mga simbolikong piitan at tanikala. Mahigit 2,000 tao mula sa 33 organisasyon ang sumabay sa pag-aayuno ng mga detenidong pulitikal sa loob ng di kukulangin sa 10 piitan sa Luson.

Iginiit ng mga nag-aayuno ang amnestiya para sa lahat ng may kasong pulitikal, pagpawi sa PDA at lahat ng antidemokratikong batas, ganap na panunumbalik ng mga karapatan sa malayang pagpapahayag, pagtitipon, peryodismo at karapatang magwelga ng mga manggagawa.

Disyembre 9--Mahigit 8,000 tao ang nagrali sa Liwasang Bonifacio sa okasyon ng ika-36 na anibersaryo ng deklarasyon ng Mga Bansang Nagkakaisa (UN) hinggil sa mga karapatan ng tao. Dumalo sa rali ang mga manggagawa, istudyante, propesyunal at relihiyoso, at mga pambansang minorya mula sa Kalinga-Apayao at Mindanaw. Inatake nila ang paglabag ng rehimen sa mga karapatang pang-ekonomya, pampulitika at pangkultura ng mamamayang Pilipino. Noong Disyembre 10, sinalakay ng mga pulis ang isa pang raling idinaos sa harap ng Kampo Aguinaldo (hedkwarter ng AFP) para itaguyod ang mga karapatan ng tao.

Disyembre 15--Isanlibong bata ang nagmartsa sa Makati para iprotesta ang pagsanla ng rehimen sa kanilang kinabukasan. Kasama sa martsa ang mga anak ng detenidong pulitikal na nanawagang palayain ang kanilang mga magulang. ●

## BALITA

### Leyte & Samar

Nakakumpiska ng 22 riple ang mga yunit ng Bagong Hukbong Bayan sa Leyte at Samar sa limang taktikal na opensiba nitong Agosto-Oktubre. Sa mga aksyong ito, napatay ang 37 pasistang tropa, kabilang si Koronel Alberto Lucero, pinuno ng 34th IB (PA).

Dinurog ng BHB ang isang bahagi ng 32-kataong patrulya ng PC-CHDF sa Hinunangan, Southern Leyte noong Oktubre 10. Sa sampung-minutong ambus, napatay ng hukbong bayan ang 10 PC at apat na CHDF at nakumpiska ang siyam na M16, dalawang ripleng Garand at mga bala.

Sa Samar, isang yunit ng CHDF sa Las Navas, Northern Samar ang dinisarmahan ng hukbong bayan noong Setyembre 29. Siyam na ripleng Garand, mga bala at uniporme ang nakuha nang walang putok.

Napatay naman si Lucero at walong tauhan niya sa isang ambus sa Taft, Eastern Samar noong Agosto 27. Sa pag-abot ng malakas na pwersang panaklolo ng kaaway, napilitan ang hukbong bayan na umatras nang di pa nakukuha ang armas ng nakabulagtang mga kaaway. Una rito, noong Agosto 21, inambus ng BHB ang isa pang yunit ng 34th IB na tumatawid sa ilog sa bayan ng Llorente, probinsya ring ito. Napatay ang limang sundalo at nakumpisa ang dalawang M16 nila (di limang M16 tulad ng unang naiulat ng AB).

Siyam pang sundalo ng Army Special Warfare Brigade ang napatay sa ambus ng BHB noong Oktubre 29 sa San Jose de Buan, Western Samar. Ang yunit na ito ng kaaway ang pumalit sa "Lost Command" sa paggagwardya sa San Jose Timber, ang malaking trosohan ni Minister Juan Ponce Enrile. ●

Larab

### Kalinga-Apayao

Siyam na malalakas na riple ang nakumpiska ng isang yunit ng BHB nang ambusin nito noong Oktubre 25 ang 14-kataong patrulya ng INP-CHDF sa Flora, Kalinga-Apayao.

Napatay ng BHB ang 10 CHDF at tatlong pulis, kabilang ang hepe ng pulisya sa Flora, na nagngangalang Cenon. Isang CHDF ang sumuko. Ang mga nasamsam na armas ay apat na M16, apat na karbin at isang Springfield.

Ikinatuwa ng masa ang pagkapatay kay Cenon at mga alipuris niya na siyang responsable sa pagsalbeyds sa 30 tao sa Lower Apayao mula noong 1982. Ang hepe ng pulisya ng Flora bago kay Cenon ay napatay din sa isang ambus ng BHB noong Mayo. ●

Nalabaga a Gerilya

### 'Boykot!'

Naglabas ng panawagan para sa boykot ng "plebisito" at "eleksyon" sa susunod na

taon ang mga lider ng Liberal Party (LP) at ang Nationalist Alliance for Justice, Freedom and Democracy (Makabansang Alyansa para sa Katarungan, Kalayaan at Demokrasya). Nakatakdang magdaos ng plebisito sa Enero hinggil sa pagkakaroon ng bise-presidente sa gubyerno, at magdadaos naman sa Mayo ng eleksyon para sa Batasang Pambansa.

Sinabi ni dating Senador Jovito Salonga, presidente ng LP, na ang pagboykot ay paraan para maiwasan ng LP ang pakikipagkompromiso sa rehimeng Marcos. Nanawagan pa siyang maglunsad ang partido ng di armado, pero walang pakikipagkompromisong paglaban sa rehimen.

Ipinaliwanag naman ng Nationalist Alliance na ang paglahok sa eleksyon ay nagbibigay lamang ng lehitimong katayuan sa rehimeng Marcos. Idinagdag pa nito na ang pagdadaos ng eleksyon ay pagtatangkang linlangin ang mga tao at papaniwalain sila na may gumaganang mga prosesong demokratiko sa rehimeng ito.

Samantala, patuloy ang UNIDO sa paghahanda para sa eleksyon. Ang UNIDO ay lumahok noong 1981 sa boykot ng mamamayan sa huwad na eleksyong presidensyal. Nangunguna sa kampanyang lumahok sa darating na eleksyon sina dating Senador Salvador Laurel at Eva Kalaw. •

## Dayuhang kapital

Naglabas ng bagong dikreto si Marcos (PD 1892) na pinapayagan ang mga dayuhan na magmay-ari nang buung-buo sa anumang empresa sa Pilipinas, maliban sa pagtitingi at ilan pang ibang negosyo na diumano'y para lang sa mga Pilipino.

Kasunod nito, nilagdaan din ni Marcos ang isa pang dikreto na nagbibigay sa mga dayuhan ng mga karapatan ng Pilipino sa negosyo kung makapagpapasok sila ng puhunang $75,000.

Dati nang nakakapagmay-ari ang mga dayuhan nang hanggang 100 porsyento sa mga bagong negosyo o sa mga larangan ng pamumuhunan na gustong paunlarin. Sa iba pang negosyo, limitado sa 40 porsyento ang pagmamay-ari nila. Inaalis ng PD 1892 ang limitasyong ito.

Inaasahan ng rehimen na sa pamamagitan ng ganitong lubusang pagbibigay sa mga mamumuhunang dayuhan, lalong mamakit pumasok ang mas maraming dayuhang kapital, at sa gayon ay maiibsan ang problema sa pag-iimport ng mga matiryales at sa kakulangan ng dolyar na pampuno sa depisit sa balanse ng bayaran. Noong Oktubre, umabot na ang depisit na ito ng mahigit $2,000 milyon. •

# SULAT

### Ang AB sa Kalinga-Apayao

Dito sa aming distrito, pinakapopular syempre ang edisyong Ilokano ng AB, sunod ang Inggles (!!) at huli ang Pilipino (ito'y sa kasapian ng Partido at hukbo). Sa antas naman ng komite ng larangan, walang matingkad na preperensya ang mga kadre--Pilipino ang pinakamadalas na natutukoy, sunod ang Ilokano, pangatlo ang Kalinga, at huli (!!) ang Inggles.

Sa nakikita ko, epektibo ang AB hanggang sa antas ng distrito (sa punto ng dami ng nakababasa at madaling makaunawa nito). Sa antas ng sangay, naroroon ang sigasig sa pagbabasa, pero duda ako kung malaki ang bisa nito sa indibidwal na bumabasa. (Marami sa antas ng sangay ang nahihirapang bumasa, isa itong dahilan.) Kaya kailangang paunlarin ang sistema ng grupong talakayan sa mahalaga't napapanahong mga artikulong napapablis sa AB. Malaki ang papel ng giyang pampulitika (gayundin ng CO) sa grupong talakayan para mapalaganap ang mga nakasulat na propaganda natin.

Ang mga artikulong tulad ng kung paano kumikilos ang sangay ng Partido sa baryo, ang partisano sa mga sentrong bayan, ang kahalagahan ng isnayping bilang porma ng paglaban, ang mga iniunlad ng rebolusyong agraryo sa ating kanayunan, ay nakapupukaw sa interes ng mga kadre sa larangan at distrito, dahil angkop at napapanahon sa yugtong kinalalagyan ng larangan.

Ka Fiel
Kalinga-Apayao
(Hilagang-kanlurang Luson)